# BIGUIN ANG PASISTANG PANANALASA NG 83rd IBPA!
# ISULONG ANG KILUSANG MASA LABAN SA MILITARISASYON!

*Ilinalathala ng Tomas Pilapil Command BHB East Camarines Sur*

**Dapat labanan ng masa ng Camarines Sur ang pananalasa ng 83rd IBPA sa kanilang buhay at kabuhayan. Daragdagan lamang ng presensyang militar ang kahirapang dinaranas ng masa dulot ng nagpapatuloy na pandemya at iba pang kontramamamayang patakaran ng rehimeng US-Duterte. Dapat itakwil at palayasin ang kanilang mga operasyon at panghihimasok sa mga komunidad. Dapat silang panagutin at pagbayarin sa kanilang mga teroristang krimen sa masang Bikolano.**

Anumang pagpapabango o pagpapanggap, hindi maitatago ng naturang batalyon ang rekord nito ng pasistang karahasan. Mula Catanduanes, Albay hanggang sa Camarines Sur, isa ang 83rd IBPA sa pinakamasusugid na tagapagpatupad ng gera kontramamamayang ilinunsad ng bawat rehimen, higit sa ilalim ni Duterte.

Hindi malilimutan ng masa ang patung-patong na krimen ng 83rd IBPA kabilang ang pagpaslang sa mag-asawang matanda sa Caramoan, pagmasaker sa mga mag-aabaka sa Catanduanes at pagdukot sa isang bata sa Garchitorena. Notoryus din ang batalyon sa paglulunsad ng mga operasyong strike at intel. Gamit ang mga helicopter na pinondohan ng pera ng taumbayan, binomba ng naturang batalyon ang isang komunidad sa Caramoan. Ang aerial bombing na ito ang hudyat sa pagbubuo ng Bicol Regional Task Force to End Local Communist Armed Conflict.

Higit na tumindi ang teroristang pandarahas ng 83rd IBPA sa pagkakabuo ng RTF-ELCAC sa ilalim ng Oplan Kapanatagan, ang kontrainsurhensyang programa ng rehimeng US-Duterte. Sa ilalim nito, malawakan nitong isinagawa ang mga operasyong Retooled Community Support Program sa mga komunidad sa kanayunan. Isinasabay ito sa mga pokusadong operasyong militar na naglalayong wasakin ang mga yunit ng Hukbo at komite ng PKP. Tinatambalan naman ito ng malawakang crackdown laban sa mga progresibong lider at aktibistang masa sa kalunsuran.

Sa ilalim ng RCSP ng 83rd IBPA, binubuwag ang mga organisasyon at pagtutulungan ng masa. Binabantayan ang kanilang pagkilos. Tinatatakang terorismo ang kanilang paninindigan. Hinaharangan ang kanilang pagsasaka't kabuhayan. Pinatatahimik ang mga lokal na upisyal. Kunwari'y aalamin ang mga suliranin ng baryo, subalit iligal na nagsasagawa ng mga census, nagpo-profile, sapilitang nag-iimbestiga at tinotortyur ang mga residente upang makapiga ng impormasyon. Buu-buong barangay ang pwersahan o pinalalabas na sumuko. Ang iba'y pilit rinereklutang mag-army o CAFGU. Sapilitang inaagaw ang lupang sinasaka ng masa habang linalansi sila ng mga paimbabaw at pakitang-taong proyekto at programa. Iligal na inaaresto, at sukdulang pinapaslang sinumang puntiryahing sibilyan.

Habang dinarahas at pinaghahari ang takot sa mga okupadong komunidad, malayang pinapapasok at kinakanlong ng militar ang malalaking negosyo at kontramamamayang proyekto.

Noong 2019, sinimulan ng naturang batalyon ang RCSP sa ilang bayan sa ikalawa at ikaimang distrito ng prubinsya bilang katambal ng 9th IBPA sa pagtitiyak ng malalaking proyektong kalsadang ipinapatayo sa lugar. Ngayong taon, pinakamalawak nitong hinahagupit ang Partido Area, partikular ang 28 baryo sa mga bayan ng Tinambac, Lagonoy at Goa. Layunin nitong padaliin ang pagpasok ng mga mapaminsalang malalaking operasyong mina at ekoturismo. Sa inisyal na tala, umaabot sa 51 baryo sa anim na bayan ang hinagupit ng operasyong RCSP ng naturang batalyon.

Hindi lingid sa masa ang perwisyo, kahirapan at pangwawasak na dulot ng militarisasyon, lalo sa ilalim ng isa sa mga pinakaberdugong batalyon sa rehiyon. Sa harap ng ganitong kalagayan, walang ibang nararapat at wastong gawin kundi lumaban at manindigan.

Napakarami nang karanasan ng masang Bikolanong nagpapatunay na kayang biguin ang anumang atakeng militar ng pagkakaisa't mapangahas na pagkilos ng taumbayan. Dapat gawing inspirasyon ang matatagumpay na kilusang masa laban sa militarisasyon. Dapat buong tapang na tinutulan ang okupasyong militar. Pag-aralan ang mga itinuro ng nagdaang karanasan at mula rito'y paghandaan ang pagtutulungan sa pagdepensa ng kanilang komunidad. Boykotin ang anumang papulong o patawag ng kaaway. Mapanlikhang ilantad ang abusong militar. Sama-samang kumprontahin ang militar at protektahan ang hanay mula sa banta ng pang-aatake. Ipagtanggol ang karapatan sa lupa, buhay at kabuhayan.

Higit sa lahat, dapat sumalig ang masa sa kanilang tunay na Hukbo, ang BHB, at sa kanilang Partido. Ipinanawagan nila ang paglulunsad ng BHB ng mga taktikal na opensiba upang panagutin ang mga berdugong tropa. Marami sa kanila ang nagpasyang sumampa sa Hukbo at buong-panahong lumahok sa armadong paglaban. Hinarap nila ang hagupit ng militarisasyon nang nakasandig sa mga tagumpay na kanilang nakamit sa pagsusulong ng rebolusyong agraryo. Hindi rin sila huminto sa pagpapalakas ng kani-kanilang rebolusyonaryong organisasyong masa.

Limang dekada matapos maipunla sa Camarines Sur ang binhi ng bagong tipong demokratikong rebolusyon sa buong Kabikulan, hibang na inaasam ng buong Joint Task Force Bicolandia na durugin ito. Subalit ang kasaysayan ng masang Camarines Sur at Bikolano ay kasaysayan ng paglaban. Sa pagpapatupad ng madugong gera kontramamamayan ni Duterte, lalo lamang pinagtitibay ng 83rd IBPA ang pagsapol ng masang Camarines Sur sa pangangailangan at kawastuhan ng demokratikong rebolusyong bayan.

## Ilang tala sa kasaysayan ng pakat ng 83rd IBPA

| 2011 | 2014 – kasalukuyan |
| --- | --- |
| Ipinakat sa Bikol ang 83rd IBPA sa ilalim ng 901st Ibde. Kasabay nito ang 2nd IBPA at Bravo company ng dating 22nd Cadre Battalion. | Lumawak ang saklaw ng 901st Ibde hanggang sa ikatlo, ikaapat at ikalimang distrito ng Camarines Sur. Kasalukuyang nakapakat at nakakonsentra ang pwersa nito sa naturang tatlong distrito at ilang bahagi ng ikalawang distrito. Noong Hulyo 2020, 23 baryo sa tatlong bayan ng ikalimang distrito (Bato, Balatan, Bula) ang pinakatan ng Alpha Coy ng 83rd IBPA upang magsagawa ng RCSP habang nagsilbi ang dalawa pang kumpanya (Bravo at Charlie coy) bilang mga pwersang striker sa buong erya nito ng operasyon. |

## Mga krimen ng 83rd IBPA

### Camarines Sur

**Pambubomba at istraping gamit ang *helicopter***
sa komunidad ng Brgy. Lidong Dagang, bayan ng Caramoan. 230 pamilya ang pwersahang napalikas dahil sa pangyayari

**Masaker** sa mga magkakabod na sina Julio Lubiano, Rene Lubiano, Salem Virtus at Jesse Brondia (Marso 22, 2014) sa Caramoan

**Pamamaslang** sa mag-asawang matandang Herminio at Soledad Aragdon at kay Manuel Asis sa Caramoan

**Paglabag sa internasyunal na makataong batas**
Pagpatay kay Rowena Gavina sa Brgy. Lupi, bayan ng Tinambac (Enero 30, 2019)

**Serye ng mga estilong Tokhang at SACLEO na mga operasyong pamamaslang sa mga bayang pinaglunsaran ng pokusadong operasyong militar at RCSP:**

- ***Joan Marpiga,*** construction worker, sa Brgy. Mangga, Bato (Oktubre 22, 2020)
- ***Aldren Enriquez,*** lider-masa at *land reform* activist sa Iriga (Enero 6, 2021)
- ***Froilan Oaferina III,*** barangay kagawad, sa Buhi (Abril 25, 2021)
- ***Marlon Collantes*** sa Brgy. Payatan, Goa (Mayo 2, 2021)
- ***Pablito Dosal*** sa Brgy. Sta. Maria, Iriga (Abril 26, 2021)

**Pagdukot sa isang menor-de-edad sa Brgy. Toytoy, bayan ng Garchitorena**

**Operasyong RCSP (51 barangay)**

***Ikalimang distrito*** *(nagsimula noong Hulyo 2020)*:
- Bato- 11 barangay
- Balatan- 5 barangay
- Bula- 7 barangay

***Ikaapat na distrito*** *(nagsimula noong Mayo 2021)*
- Tinambac – 23 barangay
- Lagonoy – 3 barangay
- Goa – 2 barangay

### Catanduanes

**Pamamaslang sa mga sibilyan sa tabing ng mga palabas na engkwentro sa NPA**

Mga mag-aabakang sina Christopher Abraham at Lito Aguilar sa Brgy. Taupon, Panganiban. *(Setyembre 22, 2019)*

Magkapatid na sina alyas 'Greg' at 'Uno' sa Brgy. Progreso, San Miguel. *(Marso 31, 2021)*

### Albay

**Mga kaso ng pamamaril, pambubugbog, panhaharas, pananakot, panununog at pambabanta sa mga upisyales sa ilang mga baryo sa bayan ng Guinobatan (2017)**

### Ilan sa mga Kontra-mamamayang Proyektong Pinoprotektahan ng 83rd IBPA

***Kalsada para sa Ekoturismo at Mina***
- Pasacao - Balatan Nautical Tourism Highway
- Pantao-Bato-Balatan Coastal Road
- Lagonoy - Caramoan Road
- Lalud - Garchitorena Road
- Managnag (Tigaon-Goa-Sn Jose-Lagonoy-Guijalo via San Vicente Road) - Himanag Road

***Komersyo***
- Catanduanes Friendship Bridge

***Pagmimina***

Interes ng mga dambuhalang minahan sa ika-apat na distrito dahil sa konsentrasyon dito ng mga yamang mineral na gaya ng limestone, white clay at pyrite.

***Tutulan ang militarisasyon!***
***Panagutin si Duterte sa kanyang mga pasistang krimen!***
***Ibagsak ang teroristang rehimen!***
***Ipagtagumpay ang digmang bayan!***